# ANG AKLAT NA ITO AY PARA SA IYO

*"Ipahayag! Sa Ngalan ng iyong Panginoon na lumikha,*
*Na lumikha sa tao mula sa namuong bagay.*
*Ipahayag! At ang iyong Panginoon ay Ang Mapagbigay,*
*Siya na nagturo (sa paggamit) ng panulat,*
*Na nagturo sa tao sa hindi niya nalalaman."*
*(Banal na Qur'an 96:1-5)*

**Inihanda**
**ni**
**Omar R.S. Penalber**
**(ISCAG-Philippines)**
**ikalawang paglimbag**

**ISLAMIC PROPAGATION OFFICE IN RABWAH**
**P.O.BOX 29465 RIYADH 11457**
**TEL : 4454900 – 4916065**
**FAX 4970126 – K.S.A.**
**E–mail: Rabwah Office @ yahoo. Com**
**1421 – 1422 / 2000 - 2001**

King Fahd National Library Cataloging

Omar R.S. Peñalber

This Book For You

Filipino Language

1 - Islam - General Elements

2 - Al-Tawhied Al - Address

210 Dc 1041/15

**Legal Deposit No: 1041/15**

**ISBN: 9960-9062-0-5**

# PANIMULA

Ang lahat ng pagpupuri ay sa *Allah* lamang, ang Panginoon ng sanlibutan.

Inihanda ang lathalaing ito upang ibigay ang pangunahing mensahe ng Islam lalong-lalo na sa mga di-Muslim na may maling haka-haka o impormasyon tungkol dito na sadyang lihis sa tunay na kahulugan o diwa ng Islam.

Tanggapin nawa ng *Allah* ang pagsisikap na ito na isinagawa bilang matapat na paglilingkod sa Kanya.

Taus-pusong pasasalamat sa lahat ng mga kapatid sa Islam na naghikayat sa akin upang ihanda ang lathalaing ito, at gayundin sa mga tumulong sa pagsasaayos ng nilalaman nito. Sumakanila nawa ang pagpapala ng *Allah*.

Maraming salamat at nawa'y patnubayan tayo ng *Allah* sa tamang landas tungo sa Kanyang Paraiso.

**Omar R.S. Penalber**
**ISCAG - Philippines**
**January 1994**

# MGA NILALAMAN

## Sa Ngalan ng *Allah*, Ang Mapagpala, Ang Mahabagin

Sa kabila ng patuloy na paninira at panunuligsa ng Kanluran at mga bansang kanilang naimpluwensiya, sadyang kapuna-puna na marami pa ring tao sa buong daigdig ang pumapasok sa pananampalatayang Islam. Sinuman ang matapat na naghahanap ng katotohanan at nagnanais na matamo ang kapayapaan ay tiyak na matatagpuan lamang niya ito sa Islam. Siya ay malayang yumakap sa Islam maging ano man ang kanyang lahi, kulay o katayuan sa buhay.

Inaanyayahan ko ang lahat na maging matapat sa sarili sa paghahanap ng katotohanan. Ang talino at kaisipan na ipinagkaloob ng Dakilang Lumikha ay nararapat lamang na unang pairalin kaysa sa bugso ng damdamin. Ang paggamit lamang ng emosyon ay nagsisilbing balakid sa paghahanap ng tamang landas.

Ang bawa't pananampatalaya ay nag-aangkin ng

kaligtasan at katotohanan. Nguni't ang pag-aangking ito ay dapat lamang magkaroon ng tunay at sapat na batayan. Ang tamang pangangatuwiran na may mapananaligang batayan ay kailangan upang malaman at matiyak ang katotohanan.

Narito ang ilang katawagang pang-Islam bilang pangunahing impormasyon na dapat malaman:

## ANO ANG ISLAM?

Ang Islam ay hindi hinango sa pangalan ng tao, pook, tribo o ano mang bagay na nilikha ng Diyos. Ito ay kaiba sa ibang relihiyon sapagka't ang kanilang pangalan ay hinango sa mga nilikhang bagay. Halimbawa: Ang Kristiyanismo ay hinango sa katagang Kristo; Budhismo sa pangalan ni Gautama Buddha; Hinduismo sa tribo ng Indes Valley sa India; at Judaismo sa tribo ng Juda.

Ang Islam ay isang katagang Arabik na hinango sa salitang ugat na "*Salaam*" na nangangahulugan ng *Kapayapaan*. Ito ay nangangahulugan din ng

*Pagsunod*, *Pagsuko* at *Pagtalima* sa kalooban ng Tunay na Diyos. Ang tunay na kapayapaan ay nasa puso, isip at kaluluwa na nagdudulot ng kapaya-paan sa kapaligiran at lipunan. Ang kapayapaan ay hindi kailanman matatamo sa antas ng karunungan, kayamanan o katanyagan. Bagkus ito ay matatamo lamang sa pamamagitan ng ganap at tapat na *Pagsunod*, *Pagsuko* at *Pagtalima* sa kalooban ng Nag-iisang Tunay na Diyos (*Allah*) - ang likas na pananampalatayang ibinigay Niya sa sandaigdigan.

## SINO ANG *ALLAH*?

Ang *Allah* ay ang tunay at tanging Tagapaglikha. Wala Siyang anak at hindi rin Siya ipinanganak. Siya ay walang katulad. Ang *Allah* ay hindi lamang Diyos ng isang tribo o pangkat ng tao, bagkus Siya ang Tunay na Panginoon ng lahat. Kaya't Siya lamang ang karapat-dapat sambahin at wala ng iba pa. Siya ang nagpadala ng mga Sugo upang turuan ang tao sa pagsamba lamang sa Kanya. Ang ilan sa kanila ay sina: Propeta Noah,

Abraham, Moses, Hesus, Muhammad ﷺ.

Pinananatili ng mga Muslim na tawagin Siya sa pangalang *Allah*, sapagka't Siya mismo ang nagbigay ng Kanyang pangalan sa pamamagitan ng kapahayagan o rebelasyon na Kanyang ipinadala sa mga piling Propeta.

**Ating mababasa sa Banal na Qur'an (20:14):**

> *"Katotohanan! Ako ang Allah! Walang ibang Diyos liban sa Akin, kaya't sambahin Ako at mag-alay ng palagiang pagdarasal bilang pag-alaala sa Akin"*

Ang *Allah* ang tanging Tagapaglikha ng lahat ng bagay na ating nakikita at hindi nakikita.

**Ayon sa Banal na Qur'an (32:4) -**

> *"Ang Allah ay (Siyang) lumikha ng mga kalangitan at ng kalupaan at ng lahat ng nasa pagitan nito….."*

## SINO ANG MUSLIM?

Marami ang nag-aakala na ang Muslim ay isang taong isinilang mula sa mga magulang na Muslim, o di kaya, isang taong isinilang sa bansang Muslim. Ang lahi, kulay, tribo, angkan, o pangalan ay hindi mga batayan upang ang isang tao ay matawag na Muslim.

Ang Muslim ay ang nilikha ng *Allah* na *Sumusunod*, *Sumusuko* at *Tumatalima* sa Kanyang mga kautusan. Sa katunayan, hindi lamang tao ang matatawag na Muslim. Maging ang lahat na nilikha ng *Allah* bukod pa sa tao (katulad ng mga bituin sa kalangitan, ang araw at ang hangin) ay maituturing na Muslim, sapagka't silang lahat ay mga nilikha na sumusunod sa likas na batas na inilagay ng *Allah* sa kalikasan.

Isang kamalian at hindi kailanman matatanggap ng mga Muslim na tawagin silang mga "Muham-madan", sapagka't ito ay nagbibigay kahulugan ng

pagsamba kay Propeta Muhammadﷺ. Ang Islam ay hindi kailanman nagtuturo ng pagsamba sa Propeta o anumang nilikha lamang ng *Allah*. Bagkus, ito ay naghihikayat sa tao na sumamba lamang sa tangi at nag-iisang *Allah*, at nagbabawal sa anumang uri ng pagsamba na iniuukol sa nilikha.

## SINO SI MUHAMMAD?

Si Muhammadﷺ ay isinilang sa lungsod ng Makkah (o Bacca sa Bibliya) isang kilalang lungsod ng Saudi Arabia sa kasalukuyan. Siya ay isang tao na pinili ng *Allah* bilang huwaran ng sangkatauhan. Siya ang panghuling Sugo at Propeta ng *Allah* at ang kanyang mensahe ay para sa lahat ng tao.

Ang pagitan nina Propeta Muhammadﷺ at ni Propeta Hesus ay humigit kumulang 570 taon. Sa katunayan, si Propeta Hesus at si Propeta Muhammadﷺ ay iisa ang pinagmulan. Ito ay si Propeta Abraham ang tinaguriang - Ama ng Mana-

nampalataya. Si Propeta Hesus ay nanggaling sa lahi ni Propeta Isaac at si Propeta Muhammad ﷺ naman ay sa lahi ni Propeta Ismael.

Si Propeta Muhammad ﷺ ay hindi marunong sumulat at bumasa. Siya ay kilala bilang isang mabait at mapagkatiwalaang tao sa kanyang pook sa Makkah. Kaya naman siya ay tinaguriang - "Al Amin" Ang Mapagkakatiwalaan.

Noong siya ay apatnapung taong gulang, siya ay hinirang ng *Allah* bilang panghuling Propeta. At dito rin nagsimulang ipahayag sa kanya ang huling kapahayagan o rebelasyon ng *Allah* - ang Banal na Qur'an. Si Propeta Muhammad ﷺ ay namatay sa gulang na animnapu't-tatlo. Siya ay inilibing sa Madina, na ngayon ay isang lungsod ng Saudi Arabia.

## ANO ANG BANAL NA QUR'AN?

Ang Banal na Qur'an ay ang panghuling kapahayagan ng *Allah*. Ito ay tunay na salita ng

*Allah* na napanatili sa kanyang orihinal na anyo.

Ang Banal na Qur'an ay ipinahayag kay Propeta Muhammad ﷺ sa pamamagitan ni Anghel Gabriel sa loob ng dalawampu't-tatlong taon. Ito ang saligan o batayan ng pananampalatayang Islam. Ang kapahayagang ito ay siyang binibigkas ng mga Muslim sa tuwing nagdarasal ng limang beses sa maghapon. Ang Banal na Qur'an ay ipinahayag ng *Allah* bilang gabay sa sangkatauhan.

Sa katunayan, maraming Muslim ang nasasaulo ang buong Banal na Qur'an. Ito ay isang patunay na ang Banal na Qur'an ay hindi maaaring baguhin magpakailanman at isang tanda na ito ay pinangangalagaan ng *Allah* laban sa anumang pagbabago.

**Ayon sa Banal na Qur'an (15:9):**

> *"Katotohanan, Aming ipinadala ang Kapahayagan; at katiyakang pangangalagaan Namin ito (sa anumang pagbabago)."*

## PANINIWALA NG MGA MUSLIM

Ang Muslim ay may matapat at buong pusong paniniwala sa mga sumusunod:

1. **Paniniwala sa Kaisahan ng *Allah* at ang Pagsamba Lamang sa Kanya.**

   Ang Muslim ay naniniwala lamang sa nag-iisang *Allah*. Siya lamang ang karapat-dapat sambahin sapagka't Siya ang nagkaloob ng buhay sa lahat. Ang tunay na paniniwala sa kaisahan ng *Allah* ay ang pagsaksi ng taus sa puso na Siya ay nag-iisa sa Kanyang pagka-Diyos. Siya ay walang anak, ama o ina. Hindi Siya maaaring ihambing kaninuman o sa anumang Kanyang nilikha.

   **Ayon sa Banal na Qur'an (112:3-4) :**

   *"..... Hindi Siya nagkaanak at hindi Siya ipinanganak, at Siya ay walang katulad."*

Ang *Allah* - Ang Maawain at Ang Mahabagin ay nagpapatawad sa lahat ng kasalanan na Kanyang naisin. Subali't ang kasalanang hindi Niya mapapatawad ay ang pagbibigay katambal sa Kanyang pagka-Diyos at ang pagsamba sa iba maliban sa Kanya.

Kapag ang tao ay namatay sa isang kalagayan na siya ay sumasamba sa iba o nagbibigay katambal sa pagka-Panginoon ng *Allah*, isinara na niya ang kanyang tadhana sa Paraiso. Subali't habang siya ay nabubuhay, mayroon siyang pagkakataong bumalik sa likas na pagsamba sa Dakilang Lumikha. Ang *Allah* ay laging nagpapatawad sa kaninumang matapat na nagsisisi.

**Ayon sa Banal na Qur'an (4:48) -**

> *"Katotohanan, hindi patatawarin ng Allah ang pagbibigay katambal ng*

*pagsamba sa Kanya, nguni't pinatatawad Niya ang lahat maliban dito sa kaninumang Kanyang nais ....."*

Ang Islam ay naghihikayat sa tao na kilalanin ng tapat ang Lumikha na nagkaloob ng buhay sa kanya. Kaya't ang *Allah* lamang ang dapat sambahin at wala ng iba pa.

**2. Paniniwala sa mga Orihinal na Kasulatan.**

Ang Muslim ay naniniwala sa lahat ng mga orihinal na kasulatan na ipinadala ng *Allah* sa Kanyang mga Propeta. Ang mga kasulatang nababanggit sa Banal na Qur'an ay ang mga sumusunod:

a) "Suhuf" (Kalatas) na ipinahayag kay Propeta Abraham.

b) "Tawrat" (Torah) na ipinahayag kay

Propeta Moses.

c) "Zabur" (Psalmo) na ipinahayag kay Propeta David.

d) "Injeel" (Ebanghelyo) na ipinahayag kay Propeta Hesus.

e) "Qur'an" na ipinahayag kay Propeta Muhammad ﷺ.

Ang mga orihinal na kapahayagang nabanggit ay pinaniniwalaan ng mga Muslim sapagka't iisa lamang ang kanilang pinagmulan - ang *Allah*.

Nguni't sa kasalukuyan, tanging ang Banal na Qur'an ang nalalabing kapahayagan na nananatili sa orihinal na anyo. Ito ay nagsisilbing pagpapatotoo sa mga naunang aklat na ipinahayag sa mga naunang Propeta.

## 3. Paniniwala sa mga Anghel.

Ang Muslim ay matapat na naniniwala sa mga Anghel.

Ang mga Anghel ay nilikha ng *Allah* mula sa liwanag samantalang ang tao ay nilikha mula sa alabok. Bawa't tao ay may dalawang Anghel na nagbabantay at nagtatala sa lahat ng kanyang ginagawa - mabuti man o masama. Ang talaang ito ay tinatawag na Talaan ng Gawa. Ito ang ihaharap sa tao sa Araw ng Paghuhukom. Kung matimbang ang kanyang mabubuting gawa, siya ay mapupunta sa Paraiso. Nguni't kung higit na matimbang ang kanyang masasamang gawa, siya ay mapupunta sa Impiyerno.

Kung tutuusin, ang pagkakalikha sa tao ay higit kaysa Anghel sa dahilang ang tao ay nilikha ng *Allah* ng may kalayaan - ang sumunod o sumuway. Nguni't ang mga

Anghel ay nilikha ng *Allah* na walang layang pumili. Sila ay laging tumatalima at walang kalayaang sumuway. Tanging ang ipinag-uutos lamang ng *Allah* ang kanilang ginagawa.

4. **Paniniwala sa mga Propeta.**

Mahigpit na ipinag-uutos sa mga Muslim ang maniwala sa lahat ng Propeta. Hindi siya matatawag na Muslim kung itinatakwil niya ang isa man sa mga Propeta.

**Ang ilan sa mga Propetang ito ay sina:**

*Noah, Abraham, Ismael, Isaac, Jacob, David, Solomon, Joseph, Moises, Aaron, Juan Bautista, Hesus at si Muhammad*ﷺ.

Ang paniniwala sa kanila ay pantay at walang pagtatangi. Kailangang mahalin at igalang silang lahat sapagka't sila ay isinugo

ng Nag-iisang Tagapaglikha - ang *Allah*. Magkagayunman, ni isa sa kanila ay hindi dapat sambahin. Sa katunayan, walang sinumang Propeta ang nagturo na siya mismo ay dapat sambahin. Ang lahat ng Propeta ay Muslim sapagka't sila, noong kani-kanilang panahon, ay sumusunod, sumusuko at tumatalima sa Iisang *Allah* - Ang Tagapaglikha. Ang kanilang pangunahing turo o aral ay ang pagsamba, pagsuko at pagtalima sa *Allah*. Ang pamamaraan ng kanilang pagsamba ay iisa. Silang lahat ay tuwirang tumalima at nagpatirapa sa *Allah* sa kanilang pagdarasal.

Sadyang iisa ang buod ng turo ng lahat ng Propeta sa dahilang iisa ang *Allah* na nagsugo sa kanila. Kung marami man ang uri ng pananampalataya sa ngayon, ang mga ito ay hindi nagmula sa *Allah* bagkus nagmula sa pagtuturo ng tao.

Ang pagmamahal at paggalang sa mga Propeta ay kailangan sapagka't sila ang daan, ang ilaw at ang katotohanan. Ang aral o mensahe nilang lahat ay nagmula sa Iisang Tagapagsugo - ang *Allah*. At tiyak na makakamtan ng tao ang kaligtasan sa Araw ng Paghuhukom kung siya ay tunay na sumusunod sa aral o turo ng Propeta.

**5. Paniniwala sa Araw ng Paghuhukom.**

Ang Muslim ay kailangang maniwala sa Araw ng Paghuhukom. Ang lahat ng tao ay mamamatay na siya namang simula ng buhay na walang hanggan: Paraiso o Impiyerno.

**Sa Banal na Qur'an (3:185), ang *Allah* ay nagsabi:**

*"Ang lahat ng may buhay ay makararanas ng kamatayan at sa Araw ng Paghuhukom lamang*

*kayo'y gaga-waran ng sapat na kabayaran....."*

At sa Araw na yaon, walang sino man ang matutulungan ng kanyang kapwa o mahal sa buhay. Ang lahat ng tao ay ibabangong muli ng *Allah* at Kanyang hahatulan batay sa kanilang gawa. Sinuman ang sumamba lamang sa *Allah* at gumawa ng mabuti ay mapupunta sa Paraiso. Nguni't ang sinumang sumamba sa iba maliban sa *Allah* ay mapupunta sa Impiyerno.

Dapat lamang maniwala sa Araw ng Paghuhukom upang magkaroon ng saysay ang buhay ng tao sa mundong ito. Sa batas ng tao, marami ang gumagawa ng mabuti nguni't hindi nabibigyan ng sapat na gantimpala. At marami din ang gumagawa ng masama nguni't hindi nahahatulan o nabibigyan ng tamang kaparusahan. Subali't sa Araw ng Paghuhukom, ang *Allah* na Siyang Makapangyarihan at Dakilang Hukom ay

magbibigay ng tama at sapat na gantimpala o parusa sa lahat.

Sa Araw na yaon, doon matatagpuan at makakamtan ng lahat ang tunay na katarungan, at tanging ang *Allah* lamang ang makapagbibigay nito.

**6. Paniniwala sa Itinakdang Tadhana at sa Walang Hanggang Kaalaman ng *Allah*.**

Ang Muslim ay kailangang maniwala na ang lahat ng nangyayari ay pinahihintulutan ng *Allah*: mabuti man o masama sa paningin ng tao. Walang magaganap sa kaharian ng *Allah* na salungat sa Kanyang nais. Siya ay Ang Maalam at Ang Maawain, at ano man ang Kanyang naisin ay may makahulugang layunin.

Dapat din siyang maniwala na ano man ang kanyang magiging kahihinatnan ay pinahihintulutan ng *Allah*. Ang kahihinatnan ng

tao ay bunga rin ng kanyang gawa sapagka't binigyan siya ng *Allah* ng kalayaan na pumili ng mabuti o masama. Anuman ang magiging bunga ng kanyang pagpili ay itinalaga at pinahihintulutan ng *Allah*. Ang *Allah* lamang ang tanging nakababatid sa kahihinatnan ng lahat ng pagsisikap ng tao. Kung ito ay mailalagay ng tao sa kanyang puso, tatanggapin niya ng buong pananampalataya ang lahat ng loobin ng *Allah* kahit ito ay hindi niya maunawaan ng ganap.

Dapat ding paniwalaan ng Muslim na bagama't hindi niya nakikita ang *Allah*, ang *Allah* ay nakikita siya. Batid ng *Allah* ang lahat maging ang nakatago sa puso.

Bukod sa mga nabanggit na paniniwala ng mga Muslim, ang Islam ay mayroon ding limang haligi na dapat gampanan o isagawa. Ang paniniwala ay hindi sapat. Ang paniniwala na walang gawa ay walang buhay o saysay. Sa Islam, ang mga sumu-

sunod ay nararapat na isagawa ng isang Muslim bilang pangunahing daan tungo sa kaligtasan at upang matamo ang biyaya ng *Allah*.

## MGA HALIGI NG ISLAM

1. Ang (Shahadah) pagsaksi na walang tunay na diyos na dapat pag-ukulan ng pagsamba maliban sa *Allah*, at si Muhammad ﷺ ang huling Sugo at Propeta ng *Allah*.

2. Ang (Salaah) pag-aalay ng limang beses na pagdarasal sa maghapon bilang pasasalamat at pag-alaala sa *Allah*.

3. Ang (Zakat) pagbibigay ng itinakdang kawanggawa. Ito ay dalawa at kalahati (2.5%) sa natitirang kayamanan o salapi na naipon sa loob ng isang taon. Ito ay ipinamimigay sa mga nangangailangan at nararapat makinabang.

4. Ang (Siyam) pag-aayuno tuwing buwan ng

Ramadan na isinasagawa ng tanging sa *Allah* lamang upang ipadama ang pagiging matapat sa Kanya.

5. Ang (Hajj) paglalakbay sa Makkah minsan sa tanang buhay ng sinumang may tamang kaisipan, mabuting kalusugan at may sapat na salaping gugugulin sa paglalakbay.

Ang mga haliging nabanggit ay nararapat paniwalaan at gampanan ng taus sa puso bilang pagsagawa ng pangunahing pagsamba, pagsunod at pagtalima sa ipinag-uutos ng *Allah*.

**Ating mababasa sa Banal na Qur'an (51:56):**

> *"Nilikha Ko lamang ang Jinn at Tao upang sambahin Ako."*

Sa dahilang ang *Allah* ang nagbigay ng pananampalatayang Islam, ito ang tanging relihiyon na magpapalaya sa tao sa kanyang pagkabilanggo sa mga huwad at di maipaliwanag na doktrina. Ang

mga huwad na doktrina, ay gawa lamang ng tao kaya't kailanman ay hindi magiging malaya sa pagkakasalungat.

Ang Islam lamang ang pananampalatayang ipinadala ng Dakilang Lumikha sa sangkatauhan.

**Sa Banal na Qur'an (3:19), ang *Allah* ay nagsabi:**

> *"Katotohanan, ang pananampalataya sa paningin ng Allah ay ang Islam (Pagsunod, Pagsuko at Pagtalima sa Kanya)."*

Tanging sa Islam lamang matatagpuan ang ganap na patnubay na sumasaklaw sa bawa't bahagi o aspeto ng buhay. Ang mga alituntunin na dinala ng mga Propeta ay binigyang kaganapan ng *Allah* kay Propeta Muhammad ﷺ. Kaya naman, ang Islam ay nagbibigay ng maliwanag, praktikal at ganap na alituntunin na kayang isakatuparan ng tao sa kanyang araw-araw na pamumuhay.

**Sa Banal na Qur'an, Ang *Allah* ay nagsabi (5:3):**

> *"Sa araw na ito ay Aking binigyan ng lubos na katuparan ang inyong relihiyon para sa inyo, Aking ginawang ganap ang tulong sa inyo, at pinili ang Islam bilang inyong relihiyon."*

**Nasasaad din sa Banal na Qur'an (3:85):**

> *"Sinuman ang magnais ng ibang relihiyon maliban sa Islam (Pagsunod, Pagsuko at Pagtalima sa Allah), kailanma'y hindi ito tatanggapin sa kanya."*

Inaanyayahan namin kayo na magpatuloy sa pananaliksik sa itinuturo ng Islam nang may bukas na kalooban at kaisipan upang makita ang tunay na katotohanan.

Si Propeta Muhammad ﷺ ay nagsabi:

*"Sinumang tumahak sa landas sa paghahanap ng kaalaman (sa pananampalataya) gagawin ng Allah na magaan sa kanya ang landas tungo sa Paraiso."*

Alalahanin natin na ang buhay sa mundong ito ay panandalian lamang. Ang lahat ay magwawakas at ang lahat ng tao ay magbabalik at haharap sa *Allah* upang litisin.

**Ayon sa Banal na Qur'an (2:156):**

*"..... Tunay! Ang Allah ay Siyang nagmamay-ari sa amin at tunay, sa Kanya kami magbabalik."*

**Gayundin ang *Allah* ay nagsabi (31:34):**

*"..... at hindi nababatid ng sinumang may buhay kung ano ang kikitain niya kinabukasan. At hindi rin nababatid ng*

*sinumang may buhay kung saang lupain siya mamamatay. Katotohanan, ang Allah ay nakaaalam, nakababatid (ng lahat ng bagay)."*

Kaya't kung ang tao ay abala sa mga makamundong bagay sapagka't hangad niyang mapaunlad ang kanyang bukas, hindi ba marapat na higit niyang bigyan ng pansin at paghandaan ang kabilang-buhay? Dapat tandaan, na anumang materyal na bagay ang nalikom ng tao, hindi niya ito madadala sa kabilang-buhay. Ang tanging madadala at makatutulong sa kanya ay ang mabubuting gawa at higit sa lahat ang tamang pagsamba sa Nag-iisang Tunay na Diyos - ang *Allah*.

Nawa'y ang maikling mensaheng ito ay nakapagbigay linaw sa pangunahing impormasyon na dapat malaman tungkol sa Islam. Hangad namin na maituwid ang anumang maling haka-haka o impormasyon bunga ng patuloy na paninira sa Islam magpahanggang sa ngayon. Gayundin, nais

naming matulungan ang sinumang matapat na naghahanap ng tunay na daan tungo sa Paraiso upang makamtan ang buhay na walang hanggang kaligayahan. (Ameen)

Para sa karagdagang impormasyon at libreng lathalain tungkol sa Islam, mangyaring sumulat o makipagkita sa sumusunod na tanggapan o alin-mang tanggapang Islamiko na malapit sa inyong pook:

# هذا الكتاب لك

إعداد
عمر بينالبير

**الإصدار الأول**

**الطبعة الثانية – مزيدة ومنقحة**

المكتب التعاوني للدعوة والإرشاد
وتوعية الجاليات بالربوة



١٤٢١ – ١٤٢٢